CMS
CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES

# Arabic Language Education Project

الأمانة العامة للأوقاف




Limitado lamang ang upuan,
kaya tawag na ngayon para magparehistro.

**FULL COURSE DURATION : 32 HOURS**

Tel : 97802777 - 24712574 - 24756796

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**
جمعية النجاة الخيرية
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN

# ICSA INTERNATIONAL INSTITUTE OF COMPUTER SCIENCE & ADMINISTRATION

Ang Unang Filipinong Akademiya ng Computer Sa Kuwait

## Hinahanap Mo Ba Ang Magandang Kinabukasan Para Sa Inyong Anak Sa Abot Kayang Halaga?

Flexible Time Kayo Ang Pipili Ng Schedule

Highly Qualified Filipino Instructors

Napakadali Lamang Mag-Enroll

**Magandang Balita sa lahat ng mga Magulang at Batang Mag-aaral! Inihahandog ng ICSA - CITC ang (Special/Short Computer Courses for KIDS). Mag-aral ng Computer Course sa Malaking diskwento at sa Schedule na gusto nyo.**

## Special Computer Courses For Kids




KPCCenter Tagalog
**facebook**
uaya101@gmail.com




**Kabayan**, Gusto mo bang magkaroon ng dagdag na kita? Urgently require male/female Marketing staff for IT Company in Kuwait city.Attractive Package. Tawag lang po 66001263.

# MGA KABAYAN

**Iniimbitahan namin kayo sa**

**LIBRENG Career Development Seminar**

**Para sa ikakaunlad ng inyong sarili habang nasa Abroad at kumita ng Extra Income.**

**WALANG BAYAD**

**Magmadali!!!**

**Tawag at magpareserve**

**ICSA 99302850 - 60078629**

Kuwait City - E-mail: pinoykuwait @yahoo.com




*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na naganyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com


FILIPINO MAGAZINE PAG-USAPAN PO NATIN !

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis F. Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
uaya
Abdul Qadir Laja
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Head, Men Section
Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section

IPC






# IKAW AY NATATANGING NILIKHA

*Nabalangkas mo na ang mga paraan sa pagpapaunlad ng iyong sarili. Nakabuo ka na ng mga hakbang upang matupad mo ang iyong mga pangarap. Subalit mayroon pa bang higit na mahalaga bukod sa maabot mo ang iyong mga pangarap? Materyal na bagay nga lang ba ang maaaring makamit ng tao? Paano mo nga ba masasabing mapalad ang tao dahil maaaring mangarap at matupad ang mga ito? Ano ang komposisyon ng tao na maaaring daan sa pagtupad ng kanyang mga pangarap?*

*Natatangi ang tao sa lahat ng nilalang dahil pinagkalooban siya ng katawan at kaluluwa. Ang katawan ang materyal na representasyon at ang kaluluwa naman ang ispiritwal na kalikasan. Ang katawan ay maaaring mamatay habang ang kaluluwa ay mananatili at eternal. Ang katawan ang paraan ng tao upang siya ay umunlad at guminhawa sa buhay. Ang kaluluwa ang nagbibigay ng direksyon sa tao upang gumawa nang mabuti at kilalanin ang Maykapal. Ang katawan at kaluluwa ay kailanganng magkaisa sa paggawa ng kabutihan. Ang pagiging malusog at malinis ng katawan ang nagdudulot upang mag-isip nang mabuti at kumilos ng maayos.*

*Ang pagmamahal sa kapwa at sa Diyos ay nagpapabanal sa tao. Nakadarama ng kapayapaan sa puso at isipan ang taong gumagawa ng kabutihan sa kapwa; kaya't gumagaan ang kanyang kalooban at katawan. Kaya't mawala man ang iyong katawan sa mundong ito, makasisiguro kang maligaya ang iyong ispiritwal na kalikasan. Ito ay dahil ang ginawa mong kabutihan sa iyong kapwa ay kikilanin at tutularan ng mga taong iyong natulungan. At sa huli ay makakapiling mo ang Dakilang Lumikha.*

*Ikaw ay nilikha ng Diyos bilang isang indibidwal. Ang tao ay orohinal at katangi-tanging indibidwal, hindi lamang sa pisikal na anyo. Ang tao ay walang duplikasyon o katulad. Maging ang personalidad ng tao ay magkakaiba. Una, walang makapag-iisip na katulad ng iyong pag-iisip o makapangangatwiran ng tulad ng iyong pangangatwiran. Iba rin ang pagtingin ng iyong mga mata sa nakikita ng iba. Iba ang pndinig ng iyong tainga sa naririnig ng iba. Maging ang galaw ng iyong kamay at paa ay kaiba sa ibang tao. Kahit ang magkapatid o ang mga identical twins ay hindi magkamukhang-magkamukha. Ikalawa, ikaw ay nilikhang may ispiritwal na kalikasan. Noong ikaapat na siglo, sinulat ni Sy. Augustine na ang puso ng tao ay balisa o naguguluhan hanggang hindi niya natatagpuan ang Diyos. Ito rin ang paniniwala ni Blaise Pascal, isang siyentipiko at pilosopong Pranses. Ang ispiritwal na kalikasan ng tao ay naghihiwalay sa kanya sa iba pang uri ng nilikha. Kung kaya't kapag ipinagwalang-bahala mo ang iyong ispiritwal na kalikasan, maihalintulad ka sa hayop o halaman.*

*Gusto mo bang matawag kang aso, ahas, o damong ligaw? Kung ganoon paunlarin mo ang iyong pisikal at ispiritwal na kalikasan! (Project EASE, bse.portal.ph)*

# ANG MISYON KO SA BUHAY

Mapalad ka talagang nilalang! Ikaw ay natatangi. May kapasidad kang malaman ang katotohanan at magpasya para sa kabutihan. Ang iyong malinis na konsensya ay daan para sa isang matatag na pagkatao at personalidad. Kaya bilang taong mayroong dignidad, mahalagang linawin mo ng katuturan ang iyong buhay. Higit na magiging makabuluhan ang iyong buhay kong magagamit mo ito nang wasto. May misyon ka ba sa iyong buhay? Mayroon ka bang inaasam at nakikinitang hinaharap na magtatalaga sa iyo upang maging ganap ang iyong pagkatao? Kanino mo ito inilalaan?

Basahin ang naging pananaw ni Mother Teresa tungkol sa kahalagahan ng buhay. Si Mother Teresa ay tinaguriang "The Living Saint" noong siya ay nabubuhay pa. Mula sa Calcutta ay naging tagapagkalinga siya ng mga maysakit at naghihirap sa iba't-ibang panig ng mundo. Ayon kay Gilda Cordero-Fernando ng Philippine Daily Inquirer, may kaibigan na nakasama ni Mother Teresa sa India. Tinanong daw siya nito kung bakit kailangan oang linisn, paliguan at gupitan ng mga kuko ang mga taong may malalang sakit at nanlilimanhid sa dumi kung sila naman ay maaaring mamatay kinabukasan. Ang naging tugon ni Mother Teresa ay kung ang mga taong ito raw ay makadama ng tunay na pagmamahal kahit na isang segundo lamang sa kanilang kapwa ay nagawa na ng tao ang kanyang tungkulin sa mundo. Malinaw na ang misyon ni Mother Teresa ay ang ipadama ang pagmamahal ng Diyos sa mga taong maliliit, inabandona at wala ng pag-asa. Ginawa niya ito sa pamamagitan ng paglilingkod sa kapwa nang walang hinihintay na kapalit. Sa kabila ng kanyang nagawa, buong pakumbabang binanggit niya ito: "Ang lahat ay ginawa ng Diyos. Hindi ko ito ginawa. Ako ay isa lamang maliit na lapis na nasa kamay ng Diyos."

Mahalaga ang pananaw ni Stephen Covey ukol sa pagpapahayag ng misyon. Ito ay hindi raw ginagawa ng madalian. Kailangan ng malalim at maayos na pagmumuni-muni, pagsusuri, pagpapahayag at maraming ulit na pagsusulat hanggang ito ang siyang magiging isang ganap na pahayag ng iyong misyon sa buhay. Maaaring abutin ka ng maraming araw ng pagsusuri, pagsusulat at pagbabago. Sa kabuuan, ang iyong misyon ang iyong magiging saligan at makabuluhang pahayag ng iyong pananaw at pagpapahalaga. Ito rin ang siya mong batayan upang masukat ang mga bagay-bagay na sangkot sa iyong buhay. Pinatunayan ni Covey na kailangan niyang maglaan ng panahon sa isang pampang na nag-iisa upang mapag-isipang mabuti ang nilalaman ng pahayag ng kanyang misyon. Matiyaga niya itong binuo sa loob ng maraming oras. Nasiyahan at may ganap na kalayaang naramdaman pagkatapos mabuo ang pahayag ng kanyang misyon sa buhay. Iniugnay niya ang bawat salita sa kanyang misyon sa kanyang pag-uugali at paniniwala sa buhay. Dahil siya ay kilalang manunulat at tagapagsalita sa malaking samahan at sektor sa lipunan, bahagi rin ng kanyang gampanin ang makaimpluwensiya sa pagbabago ng pananaw ng ibang tao. Pinatunayan niyang ang mga layunin at gampanin ng tao ang siyang bubuo at magbibigay direksiyon sa iyong misyon sa buhay. Malinaw na ang iyong misyon ay kinasasangkutan ng mga taong mahalaga sa iyong buhay. Mahalagang malinaw sa iyo kung anu-ano ang iyong mga gampanin sa buhay at kung anu-ano ang iyong pangarap at layunin sa buhay. (Project EASE, bse.portal.ph)

Isang halimbawa ng isang malinaw na pahayag ng isang misyon ay ganito: "Ang aking misyon ay ang mabuhay ng may integridad at gumawa ng makabuluhang pagbabago o kakaiba para sa buhay ng ibang tao." Matutupad ang misyong ito sa pamamagitan ng:
AKING PAGMAMAHAL: Minamahal ko ang bawat isa maging sino o anuman siya.
AKING PAGPAPARAYA: Ilalaan ko ang aking panahon, talino at kayamanan sa pagtupad ng aking misyon.
AKING PANGHIKAYAT: Nagtuturo ako sa pamamagitan ng halimbawa na tayo ay mga alipin ng Diyos at kaya nating magapi kahit na isang higanteng Goliath.
AKING IMPLUWENSIYA: Aking mga paraan upang mabago ang pananw ng iba sa kanilang buhay.
Ang mga gampanin na dapat mapagtuunan ng pansin upang matupad ang aking misyon ay ang sumusunod:
KABIYAK NG PUSO: Ang aking maybahay ang mahalang tao sa aking buhay.
AMA: Ginagabayan ko ang aking mga anak na patuloy nilang madama ang kasiyahan ng kanilang buhay
KAPATID: Madalas akong nasa kanila upang sila ay suportahan at mahalin
KAPATID SA PANANAMPALATAYA: Maaasahan ako ng Diyos na tuparin ang Kanyang kalooban at paglingkuran ang aking kapwa
KAPITBAHAY: Ang pagmamahal ng Diyos ay nakikita sa aking mga kilos at pakikitungo sa aking kapwa. (The 7 Habits of Highly Effective People by Stephen Covey)



# SUNDIN ANG KALIKASAN

Kapag nanonood ka ng nagma-magic, iniisip mo ba itong totoo? Tama ka, hindi ito totoo kaya nga tinawag itong magic na ang ibig sabihin ay paggamit ng mga ritwal o bagay upang makagawa o pigilan ang isang bagay o pangyayari. Nakakalibang panoorin ngunit hindi likas ang pianggagalingan kaya ito ay hanggang libangan na lamang. Subalit sa buhay ng tao ay mayroong mga sadyang likas sa tao. Magbago man ang panahon, kultura, paniniwala at kinagawian ng tao o grupo ng tao, mananatili ang mga ito sapagkat likas ito sa tao.

Isipin mo ang mga gawaing likas sa iyo bilang tao. Ikaw ay kumakain dahil nagugutom ka. Natutulog ka dahil inaantok at napapagod ang iyong katawan. Umiiyak ka dahil nalulungkot ka. Tumatawa naman kapag ikaw ay nasisiyahan. Ang mga ito ay likas sa tao. Ngunit alam mo ba na ang pagiging mabuti ng tao ay likas din sa kanya? Gusto mong malaman kung papano?

Ang tao ay mayroong isip (intellect) at kalayaan ng loob (will) kaya't nasusuri niya ang kanyang mga kilos at reaksyon sa bawat nakikita, naririnig, nararamdaman, nalalasahan, at naaamoy. Dahil din sa kanyang isip at kalayaang loob ay kaya niyang maunawaan ang likas niyang kalikasan. Upang mapamahalaan niya nang maayos ang kanyang emosyon, kailangan niyang sundin ang mga batas na itinakda ng Diyos. Ang mga ito ay gagabay sa kanya upang maunawaang nilikha siya ng isang makapangyarihang Diyos. Sa mga kristiyano, nakasulat ang mga ito sa Bibliya, ang Sampung Utos ng Diyos. Habang sa mga muslim, ang mga ito ay nakasulat sa Koran.

Sa araw araw na pamumuhay, kinakailangan ng gabay ng kilos. Nandiyan ang mga Batas Moral upang kumilos ng tama at iwasan ang masama. Kahit pa sabihing likas sa tao na piliin ang tama at iwasan ang masama, kinakailangan pa rin niya ng gabay upang hindi maligaw ang kanyang landas. Isipin mo na lang kung walang pangalan ang bawat daan o mga roadsigns. Siguradong maliligaw ka at mahihirapang makarating sa nais mong puntahan. Marahil lahat ng taong iyong masalubong ay iyong tatanungin. Ganyan ang Batas Moral, mga roadsigns sa daan ng buhay ng tao. Kahit maraming pagsubok at tukso sa daan ng buhay, hindi ka maliligaw dahil mayroon kang gabay. Karagdagan pa, ang Batas Moral ay hindi nagbabago, magbago man ang panahon. Halimbawa, ang pagiging tapat sa kapwa ay ginagawa na ng tao noon, ngayon ang konsepto ng katapatan sa kapwa ay ganoon pa rin. Higit sa lahat, dahil ang Batas Moral ay batay sa batas ng Diyos, hinihimok nito ang tao na higit na sundin ang kalooban ng Diyos. Pinabubuti ng Batas Moral ang ugnayan ng Diyos at tao.

(Project EASE, bse.portal.ph)



**Maki-Alam!**

Ni Joshua Yusuf Barbas

# BAKAS-YON!

Ito na naman po tayo sa ating buwanang kwentuhan na hatid sa atin ng KPCC at mula sa ating mga nalikom na mga salaysayin ng mga piling-piling istorya ng mga bayaning Kababayang-OFW sa Kuwait na sa ngayon ay unti-unti na tayong iniiwan ng malamig na panahon at maalikabok namang mga tanawin ang ating masasaksihan dahil hudyat o tanda naman ito na nagpapalit na ng panahon patungo sa tag-init, nawa'y wala pa rin sanang sawa magbahagi ang ilan pa sa mga Kabayan nating nag-e email sa inyong lingkod, tungkol sa kani-kanilang gustong ibahagi sa atin dito sa Maki-Alam monthly series na ka-kwentuhan na natin sa 2 taong nakalipas. Sa mga nag-send maraming salamat po sa inyong pakikiisa, sa ibang 'di pa napa-publish ang kanilang kwento hintay lang po at atin itong iniipon pa at gagawan natin ito ng isang format o buo na salaysayin para pasok at akma sa susunod na mga issue ng ating pagsasaluhan sa mga susunod na buwan. Doon naman sa mga gustong mag-email ng kanilang kwento ito po ang email add natin: j8shua_2020@yahoo.com, at maraming salamat sa pakikibahagi at pakikiisa ng mga Kabayan.

Ang tema natin ngayon ay kwentong mga balik-bayan, at umuwi sa Pilipinas bilang temporary nilang bakasyon. Ilang piling istorya ng mga Kabayan natin na umuwi pangsamantala para masilayan o makita ang kani-kanilang mga mahal sa buhay sa ating inang sinilangang bayan. Madalas excited, 'di makatulog, isip ng isip sa schedule kung kailan na ang uwi, maraming gustong ibaung pasalubong ayon sa listahan na inihanda o request ng kaanak sa atin pero ang budget pang-ticket lang, maraming extrang bitbitin at pasuyo pa ng ilang kakilala para maisingit sa mga maletang 'di na magkasya ang mga gamit na dala, kaya naman 'di namalayan over-bagged na pala, sige pa rin ng sige, doon na lamang magkaka-alaman sa airport kung excess na ang kilo ng dalahin sa limit ng bagahe ng airline services sa iyo, pero ang ibang diskarte pasuyo naman Kabayan wala ka namang ibang dalahin pa-share naman itong over kung kilo sa iyong baggage, ito ang kadalasang mapupuna, maririnig at mga eksena o tagpo sa airport kung atin lamang masasaksihan, ika nga 'iba talaga ang Pinoy!' although ganito na rin naman sa ibang lahi, basta pwedeng iuwi talagang ipipilit kaya nga madalas na tanong ng mga ibang lahi partikular ang mga Arabong Kuwaiti, for-good ka na ba? o retired ka na ba sa Kuwait? Sagot ng ating mga kabayang magbabakasyon, "Ay hindi first time na uwi ko ito!"

Si Juster taga-Baguio, 5 taon nang Barista sa isang kilalang pinapasukang coffee company na naka distino sa Fahaheel, pamilyado at may 2 anak na nasa piling ng asawang housewife doon sa nasabing lugar sa Pilipinas. Tuwing ika-2 taon ang uwi at schedule ng bakasyon n'ya kaya naman pag nagbakasyon ay hinuhusto at sinusulit n'ya ang 2 buwang kapwa special na treatment o VIP ika 'nga na pag-aasikaso n'ya sa buong pamilya at sa kanya ng mga biyanan pati buong pamilya. Kaya 'nga lang, kung ku-kwentahin ang mga nauubos nyang gastusin ay talagang simot ang kanyang budget. Buti na lang kahit housewife lang ang Misis ay maabilidad sa lutuing bahay at merienda ang sideline na diskarte niya sa tuwing umaga at tanghali ito'y nakadisplay sa labas ng bahay nila at ito'y ibenibenta. Dahil sa ang lugar nila ay daanan ng mga papasok sa trabaho at eskwelahan. Kaya 'nga akma itong pinagkakitaan ng may bahay n'ya. Kaya 'nga kahit konti lang ang buwanang padala ni Bro ay ok pa rin naman sa Misis n'ya dahil ang pangalawang plano naman nila ay ang magpagawa ng bahay sa Las Piñas o Cavite, bukod pa sa regular na pag-iimpok o pagdedeposito nila ng maliit na savings para sa pag-aaral ng 2 nilang anak. Monitored nilang mag-asawa ang buwanang budget kaya naman talagang maayos sa usaping gastos ito lang talaga ang bakasyon ang 'di ma-limit ang flow ng gastusin na 'di ma maintain ang outcome ng pera. Sa susunod na taon ay tutungtong na ng Kolehiyo ang panganay nila kaya sure na mas malaki ang dapat na ilaang budget sa mga anak na gustong maging PMA student, take note ah, hindi 'Pahinga Muna Anak' kundi Philippine Military Academy siya mag-aaral. Joke lang po sa mga mambabasa. Para sa ating kapatid na ito ang bakasyon para sa kanya ay gamot sa 2 taong homesick na sakit niya, pero salamat na lamang daw at may internet para maging anti-biotic sa kanyang pangungulila sa pamilya, ito na rin ang diskarte n'ya para maturuan ng leksyon o aralin sa mga assignment ang mga anak. Kaya 'nga lang sacrifice talaga kasi puyat siya sa chatting sa mga anak dahil iba ang oras sa atin advance ng 5 hours ang deperensya. Kung ako lang ang masusunod gusto ko mapabilis pa lalu ang oras para 2 years na naman ulit at para bago ulit na bakasyong grande. Ito kagagaling lang ng uwi sa Pinas, start ulit sa zero pati budget zero din, 'hay ang buhay OFW 'nga naman!

Si Tito ng Pasig City, 10 years na sa Ministry of Health bilang x-tray nurse assistant sa Shuwaikh, malaki ang sahod kaya naman taunan kung umuwi para magbakasyon sa atin at lagi ding may regular na mga cargo boxes kung magpadala sa kanyang mga magulang at kapatid sa atin. Solo (single) sa buhay ngunit may napupusuan na rin at planong pakasalan na, kung husto na ang ipon at schedules. Ang ating 35 years old na relihiyosong Kababayan, na walang ginawa kundi trabaho-accomodation lang ang routine sa araw-araw na buhay, madalas abala sa mga online studies sa internet, maparelihiyon o anumang bagay na makakapag-update sa kanyang kaalaman, new gadgets ng mga computers, website designs at s'yempre pag-da-da'wah (share ng religion) ang laging tinututukan sa Internet. Ito ang galaw ng mundo na ating kapatid na talaga naman kakaiba at lagi lamang sa flat sa Reggai buong linggo. Kaya naman ang bakasyon para sa kanya ay 'di naman masasabing importante o priority n'ya every year, although allowed sa Ministry na pinapasukan niya. Dahil sa single pa lang 'di pa masyado sa mga commitment ng buhay. Siguro soon magbabago din ang mga gawain ko bilang adjustment sa lahat pag nakasal na kami ng girlfriend ko na nasa London bilang Nurse doon at next year kukunin ko na siya at matapos ang kasal sa aming sabay na bakasyon ay ipa-family visa ko na lamang siya dito sa Kuwait. Kaya sure dito na namin masisimulan ang aming pamilya, InshaAllah!

Si Angel na taga Nueva Ecija, namamasukan sa opisina ng mga agency ng mga maid sa Jabriyah, 6 na taon na rin siya dito sa Kuwait at nagsimula din sa trabahong Kasambahay o maid sa parehas n'yang amo sa office na pinapasukan ngayon, dahil sa husay at marunong sa Computer at magsalita ng Arabic ang naging puhunan niya. Madalas ang bakasyon ng ating bidang ito, dahil related sa kanyang trabahong mag-asikaso ng mga applicants sa atin at mag-process na rin ng mga importanteng papeles doon sa Manila ang madalas na lakad ng kanyang uwi sa atin. Masaya siya sa kanyang trabaho kaya naman kahit 'di kalakihan ang sahod o husto lang para sa kanya ay alaga naman siya ng opisina niya hinggil sa bakasyon madalas 1 o 2 beses taon-taon. Kaya naman madalas maraming pasuyo sa kanya, at madalas suki rin siya sa OWWA at POEA sa mga lakaring dokumento. Payo lang n'ya sa



atin na 'wag nating gayahin ang mga nababalitang mga nahuling mga Pilipino sa ibang bansa o lugar, na dahil sa mga pasuyo na mga bitbitin o padala na may kontra-bando pala (drugs o mga bawal na bagay sa Kuwait pati na sa ibang panig ng mundo). Kahit pa bawal na inumin o baboy never itong ipinasok ng ating kapatid na ayaw niyang mabahiran ang tiwala ng kanyang amo sa kanya. Ika nga n'ya aanhin ko ang bawal na iyan kung 'yan ang sisira sa maganda kong buhay bilang OFW dito sa abroad. Mahirap ang buhay sa atin kaya 'wag sayangin ang pagkakataong naghanapbuhay ng maayos sa bansang iyong pinaglilingkuran. Magandang payo ito Sis sa lahat.

Ang pamilyang Tolentino ng Salwa, buong pamilya sila kung magbakasyon sa 'Pinas. Dala ng mga panahon na itinatapat sa bakasyon ng mga anak sa eskwela at ito na rin ang diskarteng sched na uwi nila mag-asawa para naman buo at walang iniisip na kung anu-ano o pag-aalala at masayang maituturing ang planong ito kaya naman kahit malaki ang budget na dapat ilaan walang choice ang mag-asawa kundi talagang dapat laanan ng gastos at oras ang bagay na ito. Masaya ang mga Lolo at Lola sa atin sa Calamba, Laguna kaya naman masaya talagang maituturing ang tuwing ika-2 taon na plano nilang umuwi sa atin, sa ganitong pagkakataon din ay natututunan ng mga anak nila ang pamumuhay sa ating bansa dahil 'nga dito sila ipinanganak ipinapakilala din ng mga magulang ang buhay 'Pinas para pag High school o Kolehiyo na ng mga anak ay 'di ito mangapa o mahirapan sa adjustment sa atin. Ang bakasyon ay maituturing 'ngang mahalaga sa pamilyang ito dahil sa paghuhubog sa isip ng kanilang mga anak na kapwa pa ngayon na sa Elementarya ngunit buo na ang plano pag-tungtong sa High school ay iba na ang magiging plan. Dahil obvious iba talaga ang budget ng mag-asawa kapwa magaganda ang profession ng mga trabaho dito sa Kuwait. Hindi man nila pinapansin ang gastusin pero tulad din sila ng ibang Kabayan natin na ubos ang budget tuwing uuwi at simula din sa zero pag balik sa bansang ito, ngunit plano lang nila 'wag lahat ibaon o dalhin ang lahat ng budget dahil mahirap komontrol ng gastos sa atin, kailangang may itinira o itinabi para sa pagbalik sa Kuwait. Tama po kayo, tama ang advice n'yo marami ditong nakaka relate.

Iba talagang kwentong bakasyon, maraming alaalang maibabahagi at masasabi, masarap isipin na sana 'di na matapos ang buwang pananatili sa mga kapamilya sa ating bansa, pero reyalidad talaga na laging matagal ang sakripisyo muna na puhunan, bago matamo ang maikling bakasyon. Kaya 'nga pati ako naka-relate, ang titulo ng kwento natin ay 'di na bakasyon, naging 'bakas-na-lang iyon' (kahapong nakaraan). Ikaw kelan ang uwi mo, 'di ka na ba uuwi sa atin, 'miss ka na ng Nanay at Tatay mo, ng asawa't anak mo. Hay! Nakaka-miss talaga.

Ito na at huling yugto na naman ng ating pinagsaluhang mga salaysayin ng mga kwentong bida natin ngayon. Nawa'y nakapagbahagi kami ng ilang mga payo at inspirasyon sa mga suking mambabasa ng seryeng ito. Hanggang sa muli ng mga istoryang Pinoy sa Kuwait. Maraming salamat sa mga mambabasa at ikaw na nagbabasa nito, send ka naman ng kwentong buhay mo, kahit ano pa yan, sige na paalam sa lahat. Masalam!

## TRIVIA:

Q&A Trivia of this Month: Ano ang Diwaniyah?

Ang Diwaniyah ay umiral na noon pa sa bansang Kuwait. Ang orihinal na kataga na tinutukoy nito ay ang seksyon ng isang tolda ng mga Bedouin noon, na kung saan ang kalalakihan at ang kanilang mga bisita ay nakaupo na hiwalay mula sa mga pamilya. Sa kasalukuyan ito ay ang reception area o hall na para sa lalaking bisita, tulad na bisitang mga kasamahan sa negosyo o trabaho, na dito ang nagiging silid ng pagtitipon nila para mag-usap, kumain, mag-tsaa o shi-sha, manood ng television at marami pang iba na mga gawain. Naging kaugalian din naman ng mga Kuwaiti ang bumisita sa iba ding Diwaniyah. Makikita dito ang ilang mga malambot na benches o mahabang upuan, at may iba pang mga palamuting pwedeng i-display dito. Tungkulin ng may-ari ng bahay na libangin ang kaniyang mga bisita dito, kaya likas sa mga Arabong Kuwaiti ang may magandang ugali sa pakikitungo sa mga panauhin.



# MAGTAWANAN TAYO

## (Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon...)

Ni Issa Mohammad Tragua e-mail: jorgetragua@yahoo.com






HOST: Anong "N" (narra) ang pambansang puno ng Pilipinas?
BRAINLESS: Niyog?
HOST: Mas matigas pa diyan.
BRAINLESS: (matigas) NIIYUG!!!

HOST: Saan "B" (Bagumbayan) binaril si Jose Rizal?
BRAINLESS: Sa back?
HOST: O sige, puwede rin na ang simula ay letter "L" (Luneta).
BRAINLESS: Likod?
HOST: Hindi pa rin. "R.P." ang modern name nito (Rizal Park ).
BRAINLESS: Rear Part?
(Susme! Likod pa rin yun!)

HOST: Saang "B" (beach) tayo madalas pumunta pag summer upang maligo?
BRAINLESS: Banyo?
HOST: Pag pumunta ka doon, maaarawan ka.
BRAINLESS: Bubong?
HOST: Marami kang makikita duong mga babaeng naka-bikini.
BRAINLESS: Beerhouse!

HOST: Anong "L" (Lifeguard) ang tawag sa tao na sumasagip sa iyo pag ikaw ay nalulunod?
BRAINLESS: Lifebuoy?
HOST: Hindi, pero kahawig nga ng pangalan ng sabon ang pangalan nito.
BRAINLESS: Safeguard?
HOST: Pagsamahin mo yung dalawang sagot mo.
BRAINLESS: Safe Buoy?
HOST: Hindi siya "boy" at matipuno nga ang kaniyang katawan.
BRAINLESS: Ah, Mr. Clean!

HOST: Anong "S" (Salbabida) ang ginagamit na pampalutang sa dagat upang hindi ka malunod?
BRAINLESS: Sirena?
HOST: Hindi ito babae.
BRAINLESS: Siyokoy?
HOST: Hindi ito lalake.
BRAINLESS: Siyoke?

HOST: Sino ang national hero na nasa perang 500 Pesos? Pangalan niya ay si N.A. (Ninoy Aquino)
BRAINLESS: Nora Aunor?
HOST: Ang pangalan niya ay nagtatapos sa "Y".
BRAINLESS: Guy Aunor?
HOST: Dati siyang Senador.
BRAINLESS: Si Former Senator Guy Aunor?
HOST: Patay na siya.
BRAINLESS: ANO??!! PATAY NA SI NORA AUNOR???!!!

HOST: Anong "S" (Sampaguita) ang pambansang bulaklak ng Pilipinas?
BRAINLESS: Sunflower?
HOST: Binebenta ito sa kalye.
BRAINLESS: Stork?
HOST: Bulaklak sabi eh.
BRAINLESS: Sitsarong bulaklak?
HOST: Nagtatapos ito sa letrang "A".
BRAINLESS: Sitsarong bulaklak na may suka?
HOST: Diyos ko. Anong pangalan ng bulaklak na nagsisimula sa "S", nagtatapos sa letrang "A", at kapangalan ng isang sikat na singer?
BRAINLESS: Si...Sharon Cuneta!

# ANONG MERON SA BUWAN NG

# MARSO

*Ang Marso ang ikatlong buwan ng taon sa Kalendaryong Gregoriano at ng Kalendaryong Juliano. Ito ay may 31 araw. Nanggaling ang salitang Marso mula sa Kastilang Marzo. Sa Ingles, itong buwan ay tinatawag na March. Lahat ng ito ay nanggaling sa pangalan na Mars, ang diyos ng digmaan ayon sa mitolohiyang Romano.*

*Pangyayari*

*Marso 7, 1985 – ang kantang "We Are the World" ay pinalabas sa boung mundo.*
*Marso 10, 1917 – ang Batangas ay naitatag bilang ang kauna-unahang encomienda sa Pilipinas. Ang mga lupang bigay ng hari sa mga enkomendero ay tinatawag na mga enkomienda. Ang mga enkomendero ay mga taong itinilaga ng hari para pamahalaan ang kanyang mga lupain.*
*Marso 11, 1985 – Si Mikahail Gorbachev ang naging unang pinuno ng Unyong Sobyet.*
*Marso 12, 1945 - Magsimula ang Labanan sa Pasong Balete ay ang naganap ng isang makikipagbakbakang lumaban sa pagitan ng mga sundalong Pilipino, Amerikano, Tsino at mga kinaroroonan ng mga gerilyang palaban na ang pagsalakay sa lalawigan ng Nueva Vizcaya sa Gitnang Luzon ay lumaban sa mga puwersa ng Imperyong Hapon.*
*Marso 16, 1565 - Nakipag-kasunduan si Datu Sikatuna ng Bohol sa Kastilang si Miguel Lopez de Legazpi sa pamamagitan ng dugo (blood compact).*
*Marso 23, 1935 – Parmirma ng Saligang Batas ng Commonwealth ng Pilipinas.*
*Marso 31, 1995 – Sa Corpus Christi, Texas, ang dating Latinong superstar na si Selena Quintanilla Perez ay nabaril at napatay ni Yolanda Saldivar, ang pangulo ng kapisanan ng mga umiidolo sa kanya.*

*Kamatayan*

*Marso 17, 1957 – namatay si Ramon Magsaysay, Ika-3 Pangulo ng Ikatlong Republika ng Pilipinas (ipinanganak 1907).*
*Marso 26, 1827 – namatay si Ludwig van Beethoven, kilalang kompositor.*
*Marso 31, 1993 – namatay si Chichay, isang Pilipinong aktres (Ipinanganak 1918)*

*Mga Kapistahan*

*Marso 25, pista ni San Dimas, ang Mabuting Magnanakaw*







Isyung Pangkalusugan

# SPIRULINA



Researcher Bro. Abdullah Junior Pempe

***Ang Spirulina ay mala asul-berdeng kulay na lumot (blue-green algae). Ang Latin na salitang ito na ngangahulugang maliit na hugis pilipit (spiral) o likaw, na makikita sa hugis nito. Kadalasang matatagpuan at namumuhay ito sa ilang piling lugar tulad ng pang-pang, bukal, dagat , lawa at tubig-tabang. Tinatayang isa sa pinakamatandang organismo sa mundo na nabuhay sa kasaysayan. Sa pambihirang nutrisyong makukuha dito mula noon pa mang 3.5 - 4 billion taon na nakalipas. Mayaman ito sa mga kumpletong kinakailangang nutrisyon ayon sa kasalukuyang pananaliksik at pag-aaral, umaabot sa 60 vital substances o pampalakas na mga materyal sa pangkalusugan tulad ng mga vitamins at minerals, lahat ng mga importanteng essential amino acids, chlorophyll, enzymes at antioxidants.***

***Mayaman ito sa mga pangunahing nutrisyon tulad ng vegetable protein, carotenes, chlorophyll at phycocyanin, bioactive vitamin B12, gamma linolenic acid at minerals. Kung ikukunsumo ay madaling matunaw ng ating katawan o madali din namang ma-absorbed ng mga pangunahing organ ng ating katawan. Ito ay ginagamit din namang supplement o pagkain mismo ng mga tanim tulad ng gulay at mga prutas para sa mas magandang pagtubo at paglago ng mga ito.***

***Maraming mga mahahalagang natuklasan at nabatid sa mga nakaraang 40 taon ng pagsasaliksik. Sa mga naganap na pagkatuklas ng mga bansang Hilagang Aprika, Japan at bansang Mexico. Ito rin ang nagtulak kaya ang ibang bansa sa ngayon ay kinonsiderang kumpletong pagkain at gamot ang Spirulina. Kinilala na rin ito ng WHO o World Health Organization at maging ang NASA o National Aeronautics and Space Administration ay tinangkilik na rin namang pagkain at baun-baon ng mga astronaut at cosmonaut na nagtutungo sa himpapawid at kalawakan.***

***Ilan sa mga kakayahan ng Spirulina ay nahahati sa 3 kategorya o klase ng bias sa katawan.***

***Cleansing method o kakayanang mag-linis sa buong katawan natin may proseso at natural na pamamaraan para mas maging kaaya-aya pakiramdam at mas malakas ang buong katawan.***

***Restoring o kakayanang magsauli ng dating kalagayang malusog at natural na pangangatawan para tumbasan ang tamang kahit pa di sinasagawa ang pagda-diet at pasiglahin ang metabolism o prosesong pagsunog ng pagkain sa katawan.***

***Fortifying o pampalakas at pagpapatibay ng resistensya at mga aktibidad ng natural na depensa n gating katawan. Mas makakadama ng higit na lakas at kakayanan sa iba pang pressure sa araw-araw na gawain pangkatawan.***

***Dahil ating makakamit ang mga mula sa paggamit at pagkonsumo ng Spirulina ay mas aktibo tayo at alerto sa pang-araw araw dahil husto na ang mga pangangailangang nutrisyon na inihatid nito sa ating mga katawan.***

*www.naturalways.com & www.dxn2u.com*



# PINOY RECIPE

Ni Sis. Um Ismael

*(Iba't Ibang Luto ng mga Gulay)*

## LAING NI ROSING

*Mga Sangkap:*

*½ kilong hipon, tinadtad*

*2 niyog, kinayod*

*1 sibuyas, tinadtad*

*1 kutsarang asin*

*1 tasang malabnaw na gata*

*1 tasang malapot na gata*

*2 siling labuyo*

*10-15 pirasong tuyong dahon ng gabi*

*Paraan ng Pagluluto:*

*1. Pagsama-samahin ang hipon, niyog at sibuyas.*

*2. Timplahan ng asin.*

*3. Kutsarahin ito sa mga dahon ng gabi at ibalot.*

*4. Ayusin ang mga ito sa isang palayok at ibuhos ang malabnaw na gata ng niyog.*

*5. Takpan at hayaang kumulo.*

*6. Hinaan ang apoy at alugin paminsan-minsan ang palayok upang maiwasan ang paninikit.*

*7. Kapag medyo naiiga na ang sabaw, ibuhos ang malapot na gata ng niyog at sili.*

*8. Pakuluin hanggang sa lumapot.*

*(Iba't Ibang Luto ng Karneng Baka)*

## ESTOPADONG DILA NG BAKA

*Mga Sangkap:*

*1 dila ng baka*

*3 sibuyas*

*5 kamatis*

*1 maliit na latang tomato sauce*

*2 kutsarang laurel*

*toyo*

*asin*

*asukal*

*Paraan ng Pagluluto:*

*1. Banlian ang dila ng baka at kayurin ang maputing balat.*

*2. Ilagay sa kaldero ang kamatis at sibuyas (hiwang pino), pamintang buo, toyo, dahong laurel, tomato sauce, at ½ puswelong tubig.*

*3. Isama rito ang dila ng baka at pakuluin.*

*4. Makaraan ang ilang sandali ay dagdagan ang sabaw ng 1 puswelong tubig. Takpan. Bibiling-bilingin ang dila upang lumambot ang magkabilang panig nito.*

*5. Hahaluin ang salsa upang huwag manikit. Kapag natuyo ang sabaw nang di pa malambot ang dila, dagdagan ng tubig.*

*6. Hiwa-hiwain ang dila kapag luto na at iayos sa bandeha nang may piniritong patatas (pabilog ang hiwa) sa ibabaw.*

*(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)*








# Palibilisn ang Takbo ng Inyong Computer?

Ang isa sa mga pinakamalaking dahilan kung bakit ang iyong computer ay bumabagal ay dahil sa dami at halaga ng mga aplikasyon na iyong na-install. Ang lahat ng halaga ng aplikasyong ito ay tumaktabo habang ang kompyuter ay nag-startup. Magugulat kayo kung paano napapabagal nitong mga start-up items ang inyong system. Ngayon sa pamamagitan ng pagsunod ng ilang simpleng mga alituntunin, maaari mong panatilihin ang iyong kompyuter na tumakbo ng maayos. Ang artikulong ito ay tumatalakay kung paano gamitin ang mga kasangkapan na magagamit sa Windows 7, Vista, at XP Service Pack 3 (SP3) upang mas mahusay na mapanatili ang iyong kompyuter at pangalagaan ang inyong privacy kapag ikaw ay online na.

Narito ang mga hakbang kung paano mapabilis at mapaganda ang takbo ng inyong kompyuter.

1. Free up Disk Space

Ang Disk Cleanup tool ay tumutulong upang mapaganda ang takbo at pagganap ng inyong computer, ito ay tumutukoy ng mga files na pwedeng burahin at nagbibigay-daan upang ikaw ay makapag-pasya kung nais mong tanggalin ang ilan o lahat ng mga file na natukoy ng tool na ito.

Gamitin ang Disk Cleanup upang:

• Burahin o alisin ang mga pansamantalang Internet files.
• Burahin o alisin ang mga program na nai-download(tulad ng Microsoft ActiveX Controls at Java Applets)
• Burahin ang laman ng Recycle Bin
• Burahin ang mga Windows temporary files such as error reports
• Burahin ang mga files na hindi naman ginagamit.
• Burahin ang mga aplikasyon na hindi na ginagamit.

Paano gamitin ang Disk Cleanup

1. Click Start, i-click All Programs, i-click Accesories, i-click ang System Tools, pagkatapos ay i-click ang Disk Cleanup. Kung may mga drives na available, kayo ay tatanungin ng kompyuter kung aling drive ang gusto niyong linisin.

2. Kapag ang Disk Cleanup ay tapos ng kalkulahin kung magkano ang puwang na maaaring linisin, pumunta sa Disk Cleanup dialog box, mag-scroll sa pamamagitan ng nilalaman ng listahan ng mga Files na buburahin.

3. Piliin ang mga files na nais burahin at i-click ang OK.

4. Para nman sa mga opsiyon, tulad ng pagtatanggal ng System Restore at Shadow copy files, i-click ang Clean up system files at i-click ang More Options tab.

5. Kapag ikaw ay tatanungin upang kumpirmahin na nais mong tanggalin ang mga tinukoy na file, i-click ang Yes.

6. Matapos ang ilang minuto, ang proseso ay matatapos at ang Disk Cleanup dialog box ay mawawala, at ang inyong kompyuter ay magiging malinis na at mas lalong gaganda ang performance.

(Abangan ang iba pang mga tips kung papano mapangalagaan ang inyong mga PC at Laptop. Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng CITC Computer Information Technology Centre, ang unang Filipinong akademiya ng computer sa Kuwait.)



MINDANAO: TUKLASIN NATIN
Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait

# Ang Lupang Pangako

*Ang Mindanao na tinaguriang "Lupang Pangako" o Land of Promise mula't-sapul ay maituturing na isang "Lost Paradise" o Nakakaligtaang Paraiso.*

*Bagama't ito ay pangalawa sa tatlong malalaking isla na bumubuo sa Pilipinas, bihirang bisitahin ng bagyo at maliban dito ay busog sa mga likas na yaman at pangunahing produkto, maging sa agrikultura at industriya ay tigang naman ito sa pagmamalasakit at pag-aalintana ng taong may makatotohanan at magagandang adhikain.*

*Bukod pa rito, ang Mindanao ay puno ng mga magagandang tanawin at mga likas na mineral tulad ng langis na kung saan ayon sa pananaliksik, nasa isla ng Mindanao nakaimbak ang isang mataas na uri ng langis, partikular na sa mga lugar ng Palawan, Sarangani, Sulu sea, Maguindanao at Sultan Kudarat.*

*Matatagpuan rin sa Mindanao ang pinakamaganda at «world class» na paliparan, ang General Santos City International Airport na kahit ang mga US war planes ay puweding lumapag.*

*Sa General Santos City din matatagpuan ang pinakamalaki at «world class» na daungan, ang General Santos City International Sea Port sa Makar, bukod pa rito, ang lungsod ding ito ang number 1 na nagsu-supply sa buong Asia ng pinakamataas na uri ng isdang «tuna» na ginagawang «sashimi».*

*Matatagpuan din sa Mindanao ang tanyag na pinyahan ng Dole at Del Monte at sagingan ng Stanfilco, ang Diwalwal Gold Mining Corporation sa Davao, bukod pa sa malawak na palayan, nyugan at maisan. Malawak din ang kabundukan, kung saan may maraming malalaking punong kahoy, sapa, ilog, lawa, talon at iba pang minahan.*

*Ang dalawang pangunahing lawa ng Lanao Lake at Buluan Lake, bukod pa sa lake Cebu at Ligawasan Marsh, ay malaking pinagkukunan ng mga presko at iba›t-ibang uri ng isdang tabang.*

*Ang mga katangiang aking nabanggit ay ilan lamang sa mga magagandang bagay mayroon ang Mindanao, kung saan kung ating bubusisihing mabuti ay maituturing nga natin itong isang paraiso sa lupang pangako.*





*Ni AbdulQadir E. Laja*

# May Kulay ang Paligid

*Likas sa tao ang humanga, magkagusto sa isang magandang bagay, dahil ang isang bagay na maganda ay nagbibigay saya sa ating puso, maging ito man ay sining na gawa ng tao, o isa ito na makikita sa kalikasan. Tayo ay napapasaya ng isang magandang tanawin tulad ng dalampasigan, luntiang halamanan, o kaya bulaklak, paruparo na may magandang hugis at kulay.*

*Kaya mayroon sa atin ang mahilig sa sining (o art), dahil sa nakikita sa paligid at nais maipahayag sa kanilang mga gawain. Sa mga lugar sa katimugan ng Pilipinas, tulad ng Davao, Cotabato, Sulu, Tawi-Tawi, at iba pa, may mga tao dito likas na mahilig sa sining. Sinasama ang art sa paggawa ng mga gamit sa bahay, sa paghabi ng banig, mga kasuutan (woven cloth) na may katutubong istilo at desinyo.*

*Sa mga Maranao, tanyag ang kanilang Sarimanok artwork. Nasa Samal at Bajjaw ng Tawi-Tawi ang magaling na gumawa ng banig, at makulay na layag ng bangka. Hindi lamang pang araw-araw na gamit, kundi maituturing na isang artwork dahil sa ganda ng pagkakagawa. Sa ibang katutubo na matatagpuan sa Visayas at Luzon, mayroon din silang sining na kahawig sa mga nabanggit natin na bahagi na ng kanilang kultura.*

*Sa modernong sining-biswal naman, tanyag ang ating mga artists tulad nina Fabian dela Rosa, Vicente Manansala, Abdulmari Imao, Fernando Amorsolo, at iba pa. Ipinipinta nila ang pang araw-araw na buhay at masasayang tanawin. Ayon sa ilang mga artists, ang pagpipinta ng mga tanawin sa kalikasan ay isa sa kanilang mga paraan ng paghanga, pagpuri sa Diyos na Tagapaglikha.*




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# TANONG AT SAGOT

## Ang Pagpapatawad ng Allah sa mga Kasalanan



*TANONG: Kapwa ba napapatawad ng Allah ang kasalanang sadya at hindi sinasadya, at ano ang pagkakaiba nito sa paningin ng Allah? Kung ang taong nagkasala ng malaki at naisip niyang magsisi(tawbah) pagkatapos ay namatay nang wala ng nagawang kabutihan o pagbabago napatawad ba siya ng Allah?*

*SAGOT: Bismillah, Alhamdulillahi Wassalatu Wassalamu Ala Rasulillah, Waala Alihi Wasahbihi Waba'd. Ang tunay na Pagbabalik-loob sa Allah(Tawbah) sang-ayon sa napagkaisahan ng mga pantas sa Islam ay ang pagsisisi ng sarili sa nagawang kasalanan, pagpasya upang tigilan ang nagagawang kasalanan, paghingi ng kapatawaran sa Allah dahil sa nagawang kasalanan, upang mangakong hindi na gawin muli ang nagawang kasalanan at ang pagsagawa ng mga mabubuting gawa. Iyan ang mga kondisyon ng Al-Tawbah o Pagbabalik-loob kung ang nagawang kasalanan ay sa Allah lamang. Kabilang ang paghingi ng tawad sa kapwa tao kung ang nagawang kasalanan ay mayroong ugnayan sa tao, at kung mayroong ugnayan sa karapatan o sa ari-arian ay ang pagbabalik nito sa may-ari halimbawa sa salapi, sa kahit anumang paraan. Kaya, anumang kasalanan, pag-inom ng alak, pangangalunya at kahit na rin ang pagtatambal(Shirk), ang pinakamalaking kasalanan sa Allah, sinadya o hindi sinadya ay pawang napapatawad ng Allah, Ang Higit na Maawain at Higit na Mapatawarin. Sinabi Niya ayong sa pagpapaliwanag ng kahulugan: "Ipagbadya: O Aking mga alipin na nagkasala laban sa kanilang sarili! Huwag kayong mawalan ng pag-asa sa Habag ng Allah; sapagkat katotohanang ang Allah ay nagpapatawad ng lahat ng kasalanan. Katotohanang Siya ay lagi nang Nagpapatawad, ang Pinakamaawain." (Qur'an 39:53). Nabanggit din natin ang mga Hadith ni Propeta Mohammad(saw) sa naunang pagpapaliwanag natin tungkol sa Pagpapatawad ng Allah Sa Kasalanan, na ang Pagbabalik-loob ay nakabubura sa mga naunang kasalanan. Nabanggit ni Al-Kalabi na si Wahshi Ibn Harb, ang pumatay sa tiyuhin ni Propeta(saw) at ang kanyang mga kasamahan ay nagpasya silang magbalik-loob sa Allah at yumakakap sa Islam ng dahil sa talatang ito. Subalit ang Pagbabalik-loob sa Allah ay habang may pag-asa pa ang taong nagkasala sa buhay o hanggang hindi pa mawalaan ng pag-asa sa kanyang buhay; bago makaranas ng matinding pagkasakit, bago tumingin sa kanyang itaas, bago sumikip ang kanyang dibdib, bago makarating ang kanyang hininga o espiritu sa kanyang lalamunan, at bago makita ang Anghel ng kamatayan (Malak Al-Mawt), at bago rin mangyari ang paglubog ng Araw sa kanluran. Basahin ang mga talatang karugtong sa Qur'an 39:53 at sa 4:18 ayon din sa pagpapaliwanag ng kahulugan ng talata: "Walang katuturan ang pagtitika (pagsisisi) ng mga nagpapatuloy pa rin sa paggawa ng kasamaan, hanggang ang kamatayan ay dumatal sa isa sa kanila, at siya ay magsabi: (Ngayon, ako ay tunay na nagsisisi) gayundin naman ang mga dinatnan ng kamatayan habang sil ay nagtatakwil sa pananampalataya (sa Islam); sa kanila ay aming inihanda ang kasakit-sakit na kaparusahan". Sinabi ni Propeta (saw), "Katotohanang ang Allah ay tumatanggap ng Pagbabalik-loob ng kanyang alipin hanggang hindi pa naghihingalo," at sinabi rin, "Sinuman ang magbalik-loob bago sumikat ang Araw sa kanlungan ay tatanggapin sa kanya ng Allah". At kung naisip niyang magbalik-loob pagkatapos ay namatay nang wala ng nagawang kabutihan o pagbabago ay mapatawad din ng Allah kung naisin Niya(ng Allah). Malinaw sa isang Hadith ni Propeta(saw) tungkol sa isang lalaki na nakapatay ng siyamnapu't siyam na tao at marami pang bisyo hanggang sa pinatay bilang ika isang daan ang lalaking maka-diyos na natanong niya at nagsabing wala ng pag-asa sa kanyang Pagbabalik-loob o hindi na siya mapatawad sa kanyang mga kasalanan. May dalawang talata sa banal na Qur'an na hindi gaano malinaw sa karamihan, bagkus akala ng iba ay labag o kontra sa mga nabanggit natin na mga talata at mga Hadith ni Propeta(saw) at labag sa katotohanang ang Allah ay Nagpapatawad sa lahat ng kasalanan. Ito ay ang mga sumusunod;*

*1- "Ang Allah ay tumatanggap ng pagsisisi ng mga nakagawa ng kasamaan sa kawalan ng muwang (pagiging inosente).." (Qur'an 4: 17). Nabanggit ni Al-Baghawi at ni Al-Qortubi na ang ibang nakababasa sa talatang ito ay nag-aakalang ang isang taong nagkasala at sa kanyang paggawa ng kasalanan ay batid niya na iyon ay kasalanan, ay hindi na mapatawad kahit na siya ay magbalik-loob sa Allah. Kaya, banggitin natin ang iba sa mga paliwanag ng mga pantas o mga nagpapaliwanag sa kahulugan ng mga talata(Al-Mufassiroon); sinabi ni Qatadah:(Nagkaisa ang mga kasamahan ni Propeta(saw) na ang anumang pagkakasala sa Allah ay pagiging inosente(Jahalah), ito man ay sinadya o kaya ay hindi sinadya), at lahat ng nagkasala sa Allah ay inosente(Jahil)). Sinabi ni Mojahid at bukod sa kanya: (Lahat ng nagkasala sa Allah bilang pagkakamali o kaya ay sinadya, siya ay inosente(Jahil) hanggang sa iwasan ang kasalanan). Sinabi rin ni Mojahid: (Lahat ng taong gumawa ng kasalanan sa Allah, siya ay inosente(Jahil) sa panahon na kanyang ginagawa). Ayon sa paliwanag ni Al-Kalabi:(Hindi man siya naging inosente(Jahil) na iyon ay kasalanan, subalit naging inosente sa kaparusahan nito). At may nagpaliwanag din sa mga panatas na kung nakagawa ang tao ng kasalanan ay inosente (Jahil) din sapagkat sa oras na ginawa ito, ay mas pinili ang pansamantalang kasiyahan kaysa sa walang hanggan na kasiyahan). Si Akramah ayon sa kanya:(Ang ibig sabihin ng pagiging inosente(Jahalah) dito ay anumang kasalanan sa mundo at ang mundo ay pagiging inosente o kamangmangan). Kaya, hindi ibig sabihin ng JAHALAH sa talatang ito ay ang salungat sa 'ILM o karunungan, bagkus si Ibno Abbas(Kalugdan siya ng Allah) ayon sa kanya, ang mismo paggawa ng kasalanan ay Jahala o pagiging inosente.*

*2- "Katotohanang ang Allah ay hindi magpapatawad ng pagtatambal sa Kanya, datapuwa't Siya ay magpapatawad kung ano ang kulang sa sinumang Kanyang maibigan." (Qur'an 4: 48). Ipinaliwanag ng mga pantas, sina Al-Sheikh Abdulaziz Bin Baz, Mohammad Bin Salih Al-Fawzan at iba pa(Kaawaan sila ng Allah) na ang ibig sabihin ng talatang ito ay ang sinumang nagtatambal at namatay sa kanyang pagtatambal nang hindi na nakapagbalik-loob sa Allah. Kaya paano siya mapatawad kung hindi na rin nagbalik-loob! Ang namatay sa kasalanang pagtatambal(Shirk) at hindi nakapagbalik-loob(Tawbah) ay wala na siyang pag-asa na mapatawad sapagkat ipinagbawal na sa kanya ang Paraiso, subalit ang namatay sa ibang kasalanan bukod sa pagtatambal sa Allah ay nasa ilalim ng Pagpapasya ng Allah(Tahtal Mashi'ah), kung naisin Niya ay mapatawad at kung hindi naman ay maparusahan dahil sa kanyang kasalanan o kaya ay makapasok sa Impiyernong Apoy subalit may pag-asa din na mapatawad o mailigtas mula sa Impiyerno at makamit ang Malaking Pagtubos o Malaking Kaligtasan (Al-Shafa'ah Al-Kubra) kung siya ay namatay na Muslim, naniniwala sa Kaisahan ng Allah at kay Propeta(saw), kahit pa minsan ay nagkakasala. Ang Allah lamang ang higit na nakakaalam.*

*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*



# PAG-ARALAN ANG ARABIK

**Ni Usta. Halima Mantawil, Head of the Women Section, KPCCenter**

## Lesson 21

| Pagsasaling titik | | | Magkakasama na titik ng salitang Arabik | | |
|---|---|---|---|---|---|
| As- shuhoor (pl.) Ang mag Buwan As –shahr (s.) Ang buwan (Kalendaryong Hijri) | | | الشهور- الشهر ( التقويم الهجرى) | | |
| 1 .Muharam | 2 .Safar | 3 .Rabiul– awal | ٣- ربيع الأَوَل | ٢ – صفر | ١- محرم |
| 4 .Rabiuthani | 5 .Jamadal– ula | 6 .Jamadathaniyah | ٦- جمادى الثانية | ٥- جمادى الأولى | ٤ – ربيع الثانى |
| 7 .Rajab | 8 .Sha'ban | 9 .Ramadhan | ٩ – رمضان | ٨- شعبان | ٧- رجب |
| 10 .Shawwal | 11 .Dhulqaadah | 12 .Dhulhijjah | ١٢- ذوالحجة | ١١- ذوالقعدة | ١٠ - شوّال |

Mga Katinig

Harakat

Fathah = "a"

halimbawa بَ = Ba

Kasrah= "I"

halimbawa بِ = Bi

Dammah "u"

halimbawa بُ = Bu

Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| ر Raa | ذ Dhaal | د Daal | خ Khaa | ح Haa | ج Jeem | ث Thaa | ت Taa | ب Baa | أ Alif |
| ف Faa | غ Ghaieen | ع Aieen | ظ Zaa | ط Taa | ض Daad | ص Saad | ش Sheen | س Seen | ز Zaa |
| | ى Yaa | ي Yaa | ه Haa | و Waaw | ن Noon | م Meem | ل Laam | ك Kaaf | ق Qaaf |

Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.

# BASA A MORO



Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali

Da'iyah & Social Researcher

Head, Men Section, KPCCenter

So Hadis a ikasapulo nando walo:

18- Nakabpon kani ama ni Zar a si Jundob a wata mama ni Junada nando si ama ni Abdul-rahman a si Muaz a wata mama ni Giabal a naliliniyan silan duwa nu Allah, nakabpon kanu rasoolollah a inikalimu no Allah endo sinagiya-hatra nin pidtalo nin: ( Ikagilek nengka su Allah sa pidsan indawka maaden, endu tundugi ka su malat a galbekan sa mapia a galbekan ( amal a mapia ) ka egkapunasin, endo ebpalangay ka kanu manga taw su palangay a mapia ).

Napanudtol ni altirmizi endo pidtalo nin: hadis a mapia

Su nakua balaguna endo pangagi kanu nan a hadis:

1-Wagib su kagilek kanu Allah sa apia indaw maaden su taw a muslim.

2-Wagib su kadtawbat kanu mga kadusan sa magidsan I manot matiwalo.

3-Su kadtawbat na nasisita kanu ulyan nu ki-nanggalbek sa kadusan.

4-Su mga mapia a galbekan sa Allah na kapuna-sin su malat a mga galbekan.

5-Wagib su kabpipia sa palangay kanu mga taw sa magidsan pan I muslim atawka kena muslim.

Ni Usta. Pahima Guiabal

Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter
Women Section

KABALEBEG

Sabap sa niya tano pan sa bityala anya a manga kawagid no babay kano kaluma nin, na ya tano manem mambityala sa saguna banya kutika na so kabalebeg ya mayto na bale-began no mama si kaluma nin makapantag siya kano uman gay a nisisita ni kaluma nin yanin ibaratan na so: kapeg-kan, kabpaginem, kambalegkas endu pegkalebenan ataw ka salakaw pan san, sabap sa so mama i nasanganan a ma-mantiyali, mangilay sa kauyagan para kano pamilya nin sa endaw i taman a magaga nin. Upama manem ka so taw na paydo bo i pantiyaliyan nin na dili embuko ka ento den i inukulan lon no Allah ya importanti na mangilay sa ukit a panon i kapantiyali nin a so ento a pantiyaliyan na halal sarta na embagelan so paratiyaya kano Allah ka aden anto na luba makazabap so rizki insha-Allah, sabap sa aden a isa ayatan a nalabit sa Qur'an, pidtalo no Allah (SWT):

ومن يتق الله يجعل له مخرجا. ويرزقه من حيث لا يحتسب. سورة الطلاق/2-3.

Ya ma'na no niya ayatan: ((Na entayn i magilek kano Al-lah, na baluyn Nin salkanin sa makalidas kano masimpit a gkatamanan. Endo rizkiyan Nin sekanin sa dili masaupa-ma)) 65:2-3.

Kagina ka mayto, na embagelan tano so gilek tano kano Al-lah, sekano a manga suled nami a manga babay endo man-ga mama na embagelan tano so paratiyaya tano kano Allah langon-langon tano den banya ka siya tano ba masampay so sulusyon no manga problima tano sarta na dikena siya bo sa dunya i untong a masampay tano ka taman pan sa gay a mauli insha-Allah.

Bali niya a bityala tano anya a kabalebeg no mama kano babay na endaw bo so gkagaga no mama ka dala manem ip-aliyugat i apiya dinin magaga na gagan nin, ya man impor-tanti siya na nasabutan tano i so kabalebeg no mama kano kaluma nin na ped kano kawagib no babay, niya bon ba so nalabit sa Hadeeth a nakaukit kani Mu'awiyah (ikalimo se-kanin no Allah) kano kutika a iniza kano pangahulo tano a Nabi Muhammad (SAW) o ngin ba i manga kawagib no babay kani kaluma nin na niya ba i paganayan a nalabit no Nabi: ((Pakangka sekanin (so babay) namayngka seka na pegkan, endo pambalegkas ka sekanin (so babay) namayn-gka seka na pembalegkas…)) ped a nakapanudtol kano niya a Hadeeth na si Imaam Ahmad.

Italos tano bo o miyog so Allah…



Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Public Relation & Information
KPCCenter, Kuwait
e-mail : aymus8118@yahoo.com.

MANGA DU'AH A PIYAMILI A KINOWA KO QUR-AN AGO HADEETH

So Kandu'ah Atawa Kapangni Ro Ko Allah

So Du'ah na ginamba I otek o simba sa Allah, tanda sa so tao na oripen o entain I miyangaden rkaniyan, so tao na amayka aden a egkanisisita niyan a enggaga-isa na mapangelay niyan I oket a kakuwa niyan ron, langon a katawan niyan na oket na enggalbeken niyan asarbo masampay niyan so giyoto a kailan-gan, na amayka makasampek den skaniyan sa manggola niyan den so langon o oket a katawan niyan na mangilay den skaniyan sa makatabang ron taman sa makapamimikiran den skaniyan sa magdam iyanden I malobay skaniyan sabap sa kna skaniyan kompleto taman sa makambalingan skaniyan ko entain I miyan-gaden rkaniyan manaso Allaho Taalah, Na roden skaniyan makapangalimbaban Ko Allaho Taalah sa madtaro niyan atawa makapangniden skaniyan sa tabang ro sa Allah a gitoba i tanda sa oripen skaniyan sabap sa malobay endo korang skaniyan ko langon o enggaga-isa.

Sabap sa so Allaho Taalah na malimo ko oripen niyan, sa magidsan so oripen a pharitiyaya rkaniyan atawa so oripen a di pharitiyaya rkaniyan na tanan niyan siran ipegkalimo ko tempo a sayapen siran sa donya sabap sa katawan o Allah I da makatabang ko oripen niyan ya di tabiya na skaniyan bon i makatabang ron,kagiya skaniyan bon I miyombal ron أ من يجيب المضطر إذا دعان ( Na entain pen I makadtabang ko tao a phakanisisita amayka mamangni skaniyan sa tabang ) Dala makadtabang ron yabo tabiya makadtabang ron na so Allah.Andang man pedtaro o Allah ( و إذا سألك عبادي عني فإني قريب أجيب دعوة الداعي إذا دعاني ) Ago pedtaro niyan pen ( أدعوني أستجب لكم ) Ya pedtaro oAllah ( Amayka edsa rka o oripenko endako matatago na tarowangka - o Mohammad - I saki na maseken ako atawa marani ako rkaniyan, pedsembagengko so pangni o tao a phangni amayka ma-mangni raki ) ago Pedtaroniyan pen-Allah- ( Pangni kano raki ka enggangko skano ) Yanin maana na pinasabotan o Allah I skaniyan I pakagaga ko langon o matatago sa donya ago pinikasabotaniyan I so manosiya na oripen niyan siran,na yaden daet ko manosiya na deden mangilay sa ped a sandiganiyan ka roden skaniyan sumandeg ko Allaho Taalah a miyaden ron. Ka so Allaho Taalah na diman mapadapat ko oripeniyan saya ko oras a egkamasengetan so oripeniyan yadi tabiya bo na so oripeniyan na diniyanden tademan so Allaho Taalah.

Apiya pen maoto demba ka diden tademan o manosiya so Allaho Taalah na dibon pakandayan o Allah so orepeniyan ka depensiyan niyan bon ko manga makagkaed a makatenggoma rkaniyan ogaid na so manosiya adenoto na diniyan den egkapikir so tabang o Allaho Taalah rkaniyan taman sa adenoto na yaniyan katao na phakagagaden skaniyan sa apiya daden a makadtabang ron sabap ko di niyan ghererampiyan so manga tabang ron o Allah.Na di tano itago sa ginawa I kagiya khasampay tano so kiyog o ginawa tano sa daden a phakadtabang rkitano na mabager tanoden atawa ka phakagaga tanoden ka so Allaho Taalah bon I pedsisinorot ko langon o k'do tano saya sa donya,da kanggola saya sa donya ya-ditabiya na kiyog o Allah Taalah ogaid na skitanobo I egkabaloy a kasangkapan para manggola so kanggola.



Ni Ust. Wahibie Tamama
Da'iyah & Cultural Field Worker,
KPCCenter
E-mail: alwahibi@alnajat.com.kw

ITAROS TANO SO BITIYALA TANO PANTAG KO KHUR"AN"

YATANO PANGENIN SA( ALLAHO TAALA )NA KAD-TABANGAN TANO NO KITABIN A MAPURO MANA SO KHUR"AN. KA NALABIT SIYA KANO MGA HA-DEES O RASULOLLAH (SAW) I SO KHUR'AN NA DUWA BAGAY BO I MANGULA NO TAO (1)- KAPIYA SKA NIN, (2)- MABINASA DEN,أيضا إقرءوا الفرآن فإنه يأتى يوم القيامة شفيعا لأصحابه قال رسول الله : القرآن حجة لك أو عليك . وقال

DADEN SIYA SA DUNYA " YA MAITO NA PAGINGE-DAN MAGIZAN I SEYODAD ATAW KA BAREYO AMAY KA DAKO DAK NIN DEN SO KITAB O ( ALLAH ), YA TABIYA NA MAKADAZANG DEN MAMBO,,,

SO KHUR'AN NA DIKAPAKAY I DILI MAPAMATIYA ENDO SABUTAN SO MA'NA NIN , LABI DEN AMAY KA ITAGAK DEN O MAGINGED,,, AMAY KA YANG KA TUNTUT NA PAGISLAM SA TIDTO ENDO A BNAR ENDO KAPIYA I BAHAJAN ENKA" NA APAS ABNAR I MAKILALA NKA SO KHUR'AN, YA MAITO NA KAS-ABUTAN KA SA MAPIYA, KA YANIN MANGULA NA APIYA SO KAKILALA NENKA LON NA DIDEN MA APAS ENDO DILI NENKA DEN PAGANADAN NA PANON DEN SO PALITIYA SA ALLAH " YAKA DEN SIGURADUWA NA MAKASIBAY KA DEN KO LALAN A MALIWANAG, SARTA NA MAKADAZANG KADEN, MANGENI TANO SA( ALLAH ) اللهم اجعل القرآن حجة لنا ولا حجة علينا – آمين

SIYA BO TAMAN MUNA,,, TUMUNDOG BO A ULAN ULAN…

<<< BASA MAGUINDANAON >>>

1432---2011

# BISAYA

Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez

## DAKBAYAN SA ILIGAN



*Ang Dakbayan sa Iligan mao ang usa ka unang klase nga dakbayan sa lalawigan sa Lanao del Norte, Amihanang Mindanao, ug mao ang kanhi nga kaulohan sa lalawigan. Kining dakbayana naay halos 800 kilometros nga gilay-on sa habagatang-sidlakan gikan sa Manila. Sumala sa pag-ihap sa katawhan sa tuig 2007, kini may gidaghanon nga 399,061 ka tawo.*

*Nagsugod ang Iligan sa usa ka barangay sa Bayug, 2.5 ka kilometro amihanan sa karong Poblasyon. Mao ang labing una nga sityo sa mga lumad nga lumulupyo sa dagat, nga gitawag nila ug mga Maragat. Pagka ika-16 ka siglo, nalupig ang mga lumad sa mga langyaw sa Kabisay-an hilabi na ang Kaharian sa Panglao. Matod pa sa usa ka magsasaysay nga Heswita, si Padre Francisco Combes, ang Hari sa Ternate sa isla sa Mollucas misulong sa Panglao. Maong ang mga Panglao naghaw-as padulong sa Dapitan. Didto sa Dapitan, ang nahibiling Prinsipe sa Panglao, si Pagbuaya, gidawat ang usa ka ekspedisyon ni Miguel Lopez de Legazpi. Dayon, ang anak ni Pagbuaya, si Manook, nabunyagan isip Pedro Manuel Manook. Si Manook ilang gisulong ug gilupig ang usa ka barangay nga Higaonon sa Bayug ug nagtukod og kristiyanismong sityo. Ang sityo kanunay makalingkawas gikan sa pag-asdang sa ubang mga kaaway tungod sa pagsalig sa Ginoo ug sa ilang patron, San Miguel. Ang mga unang Iliganon nagbalhin sa ilang sityo gikan sa Bayug padulong sa Iligan.*

*Ang ngalang Iligan gikan sa Hinigaonon nga pulong "iligan" o "ilijan", buot ipasabot, "kota sa panalipod" batok sa mga pag-asdang nga ginabuhat sa mga pirata ug ubang tribu nga masupilon. Ang kota nga ginatawag nga Kotang San Francis Xavier, nagama sa tuig 1642, gihimong panalipod sa mga Iliganon atol sa pag-asdang sa mga bandido. Apan, nabanlas ang kota tungod sa baha. Laing kota na sad ang gigama, nga gitawag nila og Kota Victoria o Cota de Iligan. Sa tuig 1850, tungod sa baha, ubos ni Don Remigio Cabili, ang gobernadorsilyo atong panahona, gigama na sad ang laing kota ug gibalhin ang poblasyon sa kaarang Iligan didto sa baba sa Suba Tubod karong panahona.*

*Usa ka lungsod na ang Iligan sa Lalawigan sa Misamis sa tuig 1832. Apan, wala silay kaugalingong pangdumala sa relihiyon tungod kay banin pa kini sa Cagayan de Oro, ang kaulohan sa lalawigan. Sa tuig 1903, ang Lalawigan sa Moro namugna na ug gihimo ang Iligan isip kaulohan sa Distrito sa Lanao. Pagka tuig 1907, ang kaulohan sa Distrito sa Lanao gibalhin sa Dansalan (ang Dakbayan sa Marawi karon).*

*Gibiyaan sa mga Kastila ang Iligan sa tuig 1899, tugaan ug agi sa umaabot nga kusog sa mga Amerikano sa tuig 1900. Pagka tuig 1914, ang Iligan nahimong usa ka lungsod nga walo ka baryo, uban ang Lungsod sa Mandulog. Human sa 40 ka tuig sa kahapsay ug kalinaw, ang mga kusog sa Hapon misulong sa Iligan sa tuig 1942. Ang pagluwas sa Iligan gibuhat sa mga kusog sa Philippine Commonwealth diin natuya ang mga Hapon hangtod sa tuig 1944 hangtod 1945. Sa ika-15 sa Nobyembre 1944, ang dakbayan nagsaulog og Adlaw sa Commonwealth aron isaulog ang paghuman sa kapintas ug pagsakop nga gibuhat sa mga Hapon.*

*Gigamit sa samang pag-utlan isip lungsod, ang Iligan nahimong dakbayan sa Lanao del Norte sa ika-16 sa Hunyo, 1950. Nadeklarar na siya isip usa ka dakbayan nga unang klase sa tuig 1969 ug giusab ug pagmatang isip First Class City "A" sa unang adlaw sa Hulyo, 1977 pinaagi sa Presidential Decree No. 465. Sa tuig 1983, giusab na sad ang pagmatang isip labing urbanisadong dakbayan.*

# *Mahalagang Mga Numero sa Telepono*

*EMERGENCY: 112, 1844777*
*CIVIL ID INFO: 1889988*
*FIRE BRIGADE: 100, 105*
*TRAFFIC VIOLATIONS: 198*

*AMBULANCE:*
*Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927*

*HOSPITALS:*
*Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240*

*PRIVATE HOSPITALS:*
*Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536*

*PRIVATE CLINICS:*
*International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001*

*POLICE STATIONS:*
*Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902*

*IMMIGRATION DEPARTMENT:*
*Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071*

*EMBASSY:*
*Phil. Embassy- Jabriya, Kuwait 25329316, 25329317, 25329318; OWWA/POLO 25346507, 25346508*

*ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):*
*Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280;*
*TIES Center 25231015, 25231016, 97798222*







*KPCCenter-Naglunsad ng Programa at Munting Sesyon Kaugnay ng Mga Tradisyon at Kaugaliang Kuwaiti. Kaugnay ng selebrasyon para sa ika-50 taon ng Pagsasarili at ika-20 taon ng Kasarinlan ng Kuwait at para din sa ika-5 taon ng pananatili sa kasalukuyang panunungkulan at pamamahala ng Kagalang-galang na Amir ng bansang Kuwait, ang KPCCenter sa panig ng mga kababaihan ay naglunsad ng isang programa at munting panayam sa wikang Ingles tungkol sa Mga Tradisyon at Mga Kaugaliang Kuwaiti. Dumalo sa nabanggit sa programa si Ustadza Mudhi Salman AL-Najim at ang programa ay dinaluhan din ng 52 katao mula sa mga mamamayang Pilipino (muslim at hindi muslim) na nakiisa sa programa. Nabanggit sa nasabing panayam ang kasaysayan ng Kuwait bago madiskubre ang Langis (Oil)at pagkatapos nito, at pagkatapos ay ang Mga Tradisyon at Mga Kaugaliang Kuwaiti.*

# Ang Pamanang Kuwaiti

*Ang Balon at ang Timba*
*Sa lumang mga bahay, ang jileeb o qaleeb (balon) ay lubhang napakahalaga. Ang tubig na galing dito ay maraming gamit maliban sa pag-inom. Ang timba ay ginagamit na pangsalok ng tubig mula sa balon.*

**الجليب والدلوه: لايخلو بيت قديماً عن ( الجليب ) وهو القليب أو البئر الذي يستعمل مياهه في جميع الأغراض عدا الشرب . كما وتستعمل معه الدلو لاستخراج المياه منه .**



*Ipininta ni Ayoub Hussein Al-Ayoub, isang kilalang pintor sa bansang Kuwait. Mula sa aklat na pinamagatang The Kuwaiti Heritage.*